DIKLAP 54

PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
SOUTH QUEZON - BONDOC PENINSULA

ISPESYAL NA ISYU
4TH QUARTER 2022

# DAKILAIN ANG BUHAY AT KAMATAYANG PAKIKIBAKA NI KA JOMA!

Ipinapaabot ng Apolonio Mendoza Command-New People's Army kasama ang buong rebolusyonaryong puwersa sa lalawigan ng Quezon ang kanilang pagpupugay at pagdakila kay Kasamang Jose Maria Sison, Tagapangulong tagapagtatag ng Partido Komunista ng Pilipinas. Sa edad na 83, namartir si Ka Joma noong Disyembre 16 dulot ng pagkakasakit.

Sa kanyang ***nom de guerre***, siya ang pinakadadakilang Amado Guerrero ng rebolusyunaryong kilusan sa Pilipinas.

Hindi matatawaran ang kanyang ambag sa rebolusyong Pilipino mula nang maitatag niya ang Kabataang Makabayan noong 1964 at ang Partido Komunista ng Pilipinas-Marxismo Leninismo Maoismo noong 1968. Walang pag-aalinlangan siyang nakibaka at iniwan ang panulat bilang guro at makata para maging bahagi ng pagtatayo at paglahok sa New People's Army noong 1969. *(sundan sa pahina 2)*






## EDITORYAL

### ITAKWIL AT LABANAN ANG ILEHITIMONG REHIMENG US-MARCOS II!

Sa mga unang buwan ng panunungkulan ni Bongbong Marcos Jr. bilang pangulo ng bansang Pilipinas, napatunayan na kaagad ng sambayanan na kailanman ay hindi kayang lutasin ng isa na namang Marcos ang mga pundamental na suliranin ng bayan. Garapalan niyang inuna ang panunuod ng karera ng kotse sa halip na intindihin ang pinsala na idinulot ng Bagyong Karding sa bansa. Gumastos ng milyong pondo para sa sariling luho, at namasyal sa iba't-ibang panig ng daigdig sa ngalan ng pakikipag-alyansa at negosyo.

Tuloy-tuloy na tumataas ang presyo ng pangunahing bilihin mula nang maupo si Bongbong Marcos Jr. Taliwas ito sa pangako niya sa kanyang unang State of the Nation Address na ibababa ang presyo ng batayang pangangailangan ng madla, gayong sa kasalukuyan ay halos nadoble na ang halaga nito.

Sa harap nang pinakamalalang *inflation* sa kasaysayan, walang plano ang rehimeng US-BBM na umentuhan ang kakarampot na sahod ng manggagawang Pilipino upang lumakas sana ang kakayanan ng taumbayan na bumili na makakapagpasigla sa ekonomya. *(sundan sa pahina 2)*

## Dakilain ang Buhay... mula sa p.1

Nagdadalamhati ang rebolusyunaryong kilusang magbubukid at iba pang uring anakpawis sa lalawigan ng Quezon sa pagkawala ng isang dakilang pinuno at guro, hindi lamang ng rebolusyong Pilipino kundi sa buong daigdig.

Walang pag-aaksayang ginugol ni Ka Joma ang kanyang buhay para palayain ang bayan at buong mundo sa kuko ng imperyalismo. Walang pagod at walang pag-iimbot din niyang inialay ang kanyang husay at talino para sa pag-aaral at paglalapat ng teorya ng Marxismo-Leninismo-Maoismo sa rebolusyong Pilipino.

Nananawagan ang AMC-NPA sa mamamayan ng Quezon, lalo't higit ay sa hanay ng mga kabataan na kuhanin ang pagkakataon para kilalanin si Ka Joma. Ibandila dapat sa buong lalawigan ang kanyang makasaysayang papel at ambag sa pandaigdigang pakikibaka ng uring proletaryado. Isa siyang dakilang Pilipino na hindi dapat makalimutan ng sambayanan.

Sa mga rebolusyunaryong Pilipino ng kasalukuyang panahon, iukit natin nang malalim ang monumento ni Ka Joma sa ating puso, isipan at gawa. Sa pagpapatuloy lamang ng pambansa demokratikong rebolusyon natin matitiyak na mananatiling imortal ang alaala ni Ka Joma.

Mahaba ang pila ng kwalipikadong pinuno na hahalili at magtitiyak ng sulo na minsang hinawakan ni Kasamang Joma. Ang mga sinag ng sulong ito ay umaabot ang liwanag hanggang mga baybayin at kabundukan ng Bondoc Peninsula at Sierra Madre. Tiyak ang maaliwalas na bukas ng mamamayan ng Quezon at buong bansa.

Mula ngayon hanggang sa araw ng ika-54 na taong anibersaryo ng pinakamamahal nating Partido sa December 26, ialay at idaos natin ang pinakamataas na parangal at pagkilala kay Tagapangulong Joma.

Ang natapos lamang ay ang kanyang buhay, pagsisimula ito ng panibagong yugto ng pagbangon at pag-usbong ng mga bagong Ka Joma sa bawat rebolusyunaryong Pilipino sa landas ng pambansa demokratikong pakikibaka at ganap na kapayapaan.

## Itakwil at Labanan... mula sa p.1

Mas masahol, bilang Kalihim ng Department of Agriculture, inuuwido ni BBM ang pagbibigay-solusyon sa malalaking suliranin ng pobreng magsasaka. Mahigpit sanang katuwang ang sektor ng agrikultura para makaahon ang bansa sa krisis kung tunay na lulutasin ang problema sa napakataas na gastos sa produksyon ng mga magsasaka at napakaliit namang halaga ng kanilang produktong bukid.

Kasabay sa paggigiit sa karapatang mag-unyon, patuloy na lumalakas ang panawagan ng uring manggagawa para sa P1,100 minimum na sahod kada araw at P36,000 kada buwan naman para sa mga empleyado ng gubyerno. Ito ang lulutas para makaagapay ang mamayan sa pagsirit pataas ng presyo ng gasolina at pangunahing bilihin.

Samantala, hindi kailangang kumopya ni BBM sa alinmang pamamaraan ng mauunlad na bansa sa pagpapalakas ng agrikultura. Malinaw ang pangangailangang dapat bumaklas ang Pilipinas sa mga kasunduan ng GATT-WTO. Ito ang kakalas sa pagkakatali sa importasyon ng produktong agrikultural gayong mayroon naman ang bansa ng mga ito na kailangan lamang suportahan para lumakas ang produksyon.

Bumagsak pa ang halaga ng piso kontra-dolyar sa bansa na umabot na sa P60 dahilan para mawala na ang tunay na halaga ng piso at lalong mabaon sa utang ang gobyerno. Ayon sa pagtaya mismo ng reaksyunaryong gobyerno, sumampa na sa P13.64 Trilyon ang utang ng bansa sa pagtatapos ng taong 2022.

Nabuyangyang din sa madla ang kawalang pagkakaisa ng kasalukuyang gabinete ni Marcos. Sunod-sunod na nagbitiw sa pwesto sina Vic Rodriguez, Trixie Cruz-Angeles at Jose Calida. Halos maubusan ng dahilan ang mga tagapagsalita ng kasalukuyang administrasyon kung papaano pagtatakpan ang bitak sa loob ng Malacañang.

**Walang ibang masusulingan ang sambayanan kundi magrebolusyon. Bagsak na kabuhayan at walang-taros na kahirapan ang nagtutulak sa sambayanang Pilipino para mag-armas.**

Pangitang-pangita ang krisis sa loob ng gabinete kung paano maingat na tinitimpla ni BBM ang konsolidasyon ng kanyang mga tagasunod – wala pa ring Kalihim ang Department of Agriculture, Department of Health at Department of National Defense. Abang-na-abang naman ang mga natalong kandidato noong Mayo sa maaring masakmal na pusisyon sa gubyerno na tulad ng ihahagis na buto ni Marcos Junior sa kanyang mga aso.

Ang sumisidhing krisis sa ekonomya at pulitika ang siyang tatak na iniwan ng nakaraang administrasyong Duterte sa taumbayan at ngayo'y pilit na binubudburan-ng-asukal para pagtakpan ang mapait na kalagayan ng sambayanan. Tulad ng kanyang amang diktador na si Makoy, Kailangan ni Bongbong Marcos na magpakalat ng mga pekeng balita ng pag-unlad at kasaganaan,

at gamitin ang sandatahang-lakas ng estado para pigilang sumabog ang nagpupuyos na galit ng sambayanan sa reaksyunaryong gobyerno.

Hindi na kailangang ideklara pang muli ang Batas Militar sa bansa. Ang panunumbalik ng mga Marcos at pagtutuloy ng mga anti-mamamayang programa na may tatak-Duterte ay singkahulugan ng paghaharing militar.

Walang ibang masusulingan ang sambayanan kundi magrebolusyon. Bagsak na kabuhayan at walang-taros na kahirapan ang nagtutulak sa sambayanang Pilipino para mag-armas.

Makasaysayan ang paglaban ng mga magsasaka sa lalawigan para sa sarili nitong kagalingan at karapatan. Hindi malilimutan ng mamamayan ng Quezon ang kilos-protesta sa bayan ng Guinayangan noong Pebrero 1, 1981. Bitbit ang mga isyu ng pagpapataas ng presyo ng kopras at iba pang produktong bukid, pagkundena sa militarisasyon at paglabag sa karapatang pantao, matapang na nagtipon ang 6,000 magbubukid at iba pang sektor ng lipunan sa naturang bayan.

Sa kasalukuyan, dinaranas pa rin ng milyong magsasaka sa kanayunan ang sumpa ng kawalan ng lupa, mababang pasahod at presyo ng produktong bukid.

Mula buwan ng Hunyo, naglalaro lamang sa P28-P35 ang presyo ng kopra sa lalawigan. Sa ganitong presyo kumikita ang isang magkokopra ng P7,000-P8,750 kada ektarya ng lupa. Kung gayon, kikita na lamang ang isang magsasaka sa niyugan ng P19-P23 kada araw. Lalo itong pinalalala ng huklubang partihan sa ani na 75-25 pabor sa panginoong maylupa na malaganap pa ring ipinatupad sa probinsya.




Ang mahirap-pa-sa-daga na pamumuhay ng mga magsasaka sa niyugan ang nagtutulak sa kanilang hindi bitawan ang panawagan na ibalik sa tunay na nagmamay-ari ang pondo ng coco levy. Layunin ng ganitong panawagan na gamitin ang naturang pondo sa pagpapaunlad ng industriya ng niyugan sa probinsya at isauli diretso ang pondo sa mga magsasaka sa anyo ng salaping magagamit sa kanilang pangangailangan.

Ngunit imbis na pakinggan ang kahilingan ng magsasaka, tinatatakan silang mga terorista at suporter ng rebolusyonaryong kilusan. Paulit-ulit silang sinisindak, dinadahas at pinapasuko ng mga sundalo at pulis. Hindi sila tinitigilan ng mga ahente ng estado, ginagamit ng AFP-PNP-CAFGU katuwang ang mga lokal na makinarya ng NTF-ELCAC ang kampanyang pagpapasuko sa ilalim ng programa nitong E-CLIP o Enhanced Comprehensive Local Integration Program.

Ang hindi susuko ay makakaranas ng samu't saring klase ng pandarahas tulad ng madalas na pagbabahay-bahay, pagpapatawag sa kanila sa bahay-nayon, pag-aabang sa kanilang mga bukirin, pagsasampa ng gawa-gawang kaso hanggang sa sila'y pumirma sa isang kasulatang sila'y mga sumukong rebelde.

Ang mga ganitong pangyayari ang magpapatotoo na nagpapatuloy ang Batas Militar sa lalawigan. Walang ginagawang aksyon ang lokal na pamahalaan sa probinsya upang sawatahin ang lansakang paglabag sa karapatang pantao sa uring magsasaka bagkus katuwang pa ang ilang opisyal sa pakanang ito.

Sa bayan ng Lopez, nangunguna at todo-largang sinusuportahan ni Mayor Rachel Ubana ang kampanyang pagpapasuko ng 85IBPA. Aktibo siya at ang kanyang asawa na si Bokal Sonny Ubana sa pagpapasuko ng kanyang nasasakupang residente kapalit ang kakarampot na ayuda sa ilalim ng E-CLIP.

Nararapat na kundenahin ang mga opisyal ng lokal na pamahalaan na nagkakanulo sa kanila. Sa halip na ipagtanggol ang

kanilang residente na kanilang sinusuyo para sa boto tuwing halalan, ang mga pulitiko ring ito ang nagtutukoy sa kanyang botante na maging target ng pekeng pagpapasuko. Kailangang singilin sila sa kawalang-hakbangin sa pinsala na idinulot ng militarisasyon sa residenteng sibilyan.

Kailangang hamunin ang bagong luklok na gobernadora sa mga usaping bumabagabag sa taumbayan ng Quezon lalo na sa tindig nito hinggil sa armadong tunggalian sa pagitan ng New People's Army at mga armadong puwersa ng estado.

Malinaw ang postura ni Gov. Helen Tan bago pa siya nanalong gobernadora sa kanyang pagiging suporter ng Ugnayan Caravan ng 201st Infantry Brigade ng Philippine Army at programang ECLIP. Interes nila ng kanyang asawang si DPWH Regional Director Ronel Tan ang pondo ng Barangay Development Program sa ng NTF-ELCAC. Sumusuporta rin sya sa pakanang localized peace talks.

Ang mga nabanggit ay malinaw na batayan para maging kritikal ang mamamayan sa tindig ng gobernadora sa hinaharap ng paglutas sa armadong tunggalian sa kanayunan at pagkakamit ng tunay na kapayapaan sa lalawigan at buong bansa.

Ang kailangang gawin ng gobernadora ay ipagtanggol ang kanyang mamamayan sa teror na inihahasik ng NTF-ELCAC sa halip na maging makaisang-panig sa pagsuporta sa kontra-insurhensya ng rehimeng US-BBM kahit pa nga nagdudumilat ang katotohanang ang sibilyang mamamayan ang naging target nito at magiging biktima ng paglabag sa karapatang tao.

Hindi maaasahan ng aping mamamayan na mauunawaan at kikilalanin ng reaksyunaryong gubyerno na ang kalutasan ng kahirapan at pagkakamit ng kapayapaan ay ang paglutas sa pundamental na problema ng bansa – ang pagkakaroon ng pambansang kasarinlan at paglaya sa kontrol ng dayuhan; at pagkakaroon ng sariling lupang mabubungkal ng mga magsasaka bilang tugon sa demokratikong interes ng bayan.

Hangga't hibang ang rehimeng US-BBM at ang kanyang mga Heneral na ipawalang-saysay ang CPP-NPA at buong rebolusyunaryong kilusan, laging maeetsa-puwera ang karaingan ng sambayanan. Laging dudulo ang kahibangang ito sa magastos at marahas na kontra-rebolusyunaryong gera na magpapabundat-sa-tiyan ng naghaharing uri at yuyurak sa karapatang sibil ng bayan.

Sa harap ng lumalalang tensyon sa mga imperyalistang bayan at mga panloob na krisis sa ating bayan, hindi magagawang pigilan ni Bongbong Marcos ang nakaambang pampulitikang kombulsyon na siyang yayanig, pupukaw at maghahatid sa taumbayan sa landas ng pagrerebolusyon. Kailangang mabilis na buklurin ang lahat ng aping mamamayan sa buong lalawigan at bansa. Ang laban ng manggagawa at magsasaka sa makatwirang sahod at pagkakaroon ng sariling lupa ay mga laban na siyang gasolinang magpapadiklap sa kanilang damdamin. Bibigkisin nito ang uring anakpawis sa panahong lukob ang bayan ng krisis.

**Dapat ihanda ng mamamayan ang kanilang hanay sa mas papatindi at papabangis na atakeng pang-ekonomya at pampulitika ng rehimeng US-BBM, may deklaradong Batas Militar man o wala.**

Dapat muling pasiglahin ng mamamayan ang mga armado at di-armadong paglaban. Kailangang paigtingin ng New People's Army sa lalawigan ang pakikidigmang gerilya at patuloy na biguin ang desperadong tangka ng AFP-PNP na talunin ang gerang magsasaka sa kanayunan.

Dapat ihanda ng mamamayan ang kanilang hanay sa mas papatindi at papabangis na atakeng pang-ekonomya at pampulitika ng rehimeng US-BBM, may deklaradong Batas Militar man o wala. Dapat gamiting tanglaw ang mga aral ng paglaban ng mamamayan sa Batas Militar ng diktaduryang Marcos. Sapat-sapat ang karanasan ng sambayanan para itaas pa ang antas ng kanyang paglaban at pigilan ang imbing pakana ng mga Marcos na patuloy na makapaghari at magkamal ng huthot na yaman sa kaban ng bayan.

Ang DIKLAP ay ang rebolusyonaryong pahayagan ng Partido Komunista ng Pilipinas - Marxismo-Leninismo-Maoismo sa South Quezon-Bondoc Peninsula. Ito ang boses ng mamamayang nakikibaka at tagapamandila ng mga tagumpay ng digmang bayan sa SQBP.

Para sa inyong mga komentaryo, katanungan, panukala at mga kontribusyon, makipag-ugnayan lamang o i-email kami sa: diklapquezon.ph@gmail.com

# LIMANG DEKADANG INUTANG NA DUGO NG PAMILYANG MARCOS SA QUEZON NA DAPAT NILANG PAGBAYARAN NANG MAHAL

***Pambabastos sa mamamayan ang pagbabalik ng pamilyang Marcos sa kapangyarihan. Kakatwang sa paggunita ng ika-50 taon ng Batas Militar, ang pinakamadilim na yugto ng kasaysayan ng bansa, ay isa na namang Marcos ang nakaupo.***

Pilit ipinalulunok ng mga Marcos sa mamamayang Pilipino na ang panunungkulan ni Ferdinand Marcos Sr ay bahagi ng ginintuang panahon ng ating bansa. Habang itinatago ang pagpatay at paglabag sa karapatang pantao na naganap sa 14 na taong Batas Militar na ipinatupad nito sa buong kapuluan.

Sistematikong binabago ng mga nagdaang rehimen hanggang sa kasalukuyan ang kasaysayan ng bansa. Pinakalantaran ito sa panahon ng rehimeng US-Duterte na idineklara pang bayani ang diktador na si Ferdinand Marcos Sr. At para lalong budburan ng asin ang di-naghihilom na sugat ng sambayanang biktima ng Diktador, pinahintulutan pa itong mailibing sa Libingan ng mga Bayani.

Ngayon, laganap ang mga bayarang trolls na nagpapakalat ng pekeng balita at nagbibigay katwiran sa pagpatay, pagkawala at pagkabilanggo ng mga sibilyan at aktibista sa panahon ng batas-militar. Idinadambana naman ng mga tagabaluktot ng kasaysayan ang diumano'y maunlad na panahon ng batas militar.

Kahit sa mga eskwelahan, wala o kapos ang pagtalakay sa tunay na naganap sa panahong ito. Wala sa hinagap ng mga kabataang hindi nakaranas ng kalupitan ng Batas Militar ang masasalimuot na pangyayari at kahirapang dinanas ng mamamayan. Habang ang mga dokumentong nagsasaad ng mga tunay na pangyayari ay tinataguriang subersibo at sumusuporta sa rebolusyunaryong kilusan at CPP-NPA. Ang CPP-NPA ang nanguna sa paglaban at pagpapabagsak sa diktaduryang Marcos na kabalintunaang ngayo'y tinataguriang terorista.

Sa kabila nito, hindi kayang baguhin at ibaon sa limot ang katotohanang nakaukit sa puso't isipan ng mga biktima ng Batas Militar. Hindi naging ligtas ang mamamayan ng Quezon sa kalupitan at karahasan ng panahon ng Batas Militar. Madami ang nagbuwis ng buhay para ipaglaban at maibagsak ang rehimeng US-Marcos Sr. Ayon sa Kalatas, ang rebolusyonaryong pahayagan ng Rehiyon ng Timog Katagalugan, aabot sa 107,240 kaso ng paglabag sa karapatang pantao ang naitala noong panahon ng diktaduryang Marcos Sr.

Sa artikulong ito, muling babalikan ang ilan sa mga tampok nanaging biktima ng paglabag sa kapatang pantao noong Martial Lawsa probinsya ng Quezon.

***DESAPARECIDOS***

Nagtala ng 783 na bilang ng mga Desaparacidos o sapilitang pagkawala noong panahon ng batas militar. Hanggang sa kasulukuyan, hindi inilalabas, walang paliwanag at walang nakasuhan sa mga naging insidente ng pagkawala ng mga sibilyan, aktibista at mga bihag ng digma.

***Albert "Abet" Enriquez***

Si Albert "Abet" Enriquez ay isang lider-estudyante at human rights worker sa probinsya ng Quezon. Naging presidente siya ng konseho ng mag-aaral ng Luzonian University, ngayon ay Manuel S. Enverga University Foundation (MSEUF), pangkalahatang-kalihim ng Bagong Alyansang Makabayan sa Lungsod ng Lucena at boluntir ng Task Force Detainee (TFD), isang aktibong human rights organisasyon noong panahon ng Batas Militar.

Ika-29 ng Agosto taong 1985, matapos magsalita sa isang rally sa Lucena City, dinukot siya ng dalawang militar habang nakasakay sa tricycle. Dalawang daang metro lamang ang layo sa kanilang bahay nang siya ay arestuhin. Habang dinadakip, sumisigaw si Abet ng: "I am Abet Enriquez. My parents are Mario Enriquez and Clarita Rivera. Tell my parents I've been picked up by the military!"

***Ramon Villaflor Jasul***

Kabilang si Ramon Villaflor Jasul sa tinaguriang Southern Tagalog 10 (ST 10), ang grupo ng mga aktibistang dinukot noong Hulyo 31, 1977. Sila'y dinukot ng pinaghihinalaang 2nd Military Intelligence Group na nakabase sa Timog Katagalugan.

Bago siya mawala, aktibong nag-oorganisa si Ramon sa Quezon sa parehong hayag at lihim na mga organisasyon. Aktibo siya sa mga rally at miyembro ng Samahang Molave sa Lyceum of the Philippines. Noong hayskul, naging manunulat siya ng pahayagang Ang Banahaw.

*(sundan sa p. 6)*

## Limang Dekadang Inutang... mula sa p.5

Matapos suspendihin ang writ of habeas corpus, bumalik siya sa kanyang probinsya sa Lucban at doon itinayo ang Bagong Kabataan ng Lukban (BAKAL).

***SALVAGE***

Ipinapakalat ng mga rehimen na ang dahilan ng pagpataw ng batas militar ay upang mapanatili ang disiplina at malabanan ang kriminalidad ngunit hindi naging ligtas ang mamamayan dahil walang pinipiling biktima ang pagpatay. Ginawang normal at karaniwan ang mga paglabag sa karapatang pantao – naging pamoso ang paggamit sa terminong *salvage* sa mga kaso ng extra-judicial killings, na balintuna sa tunay na pakahulugan ng salitang Ingles na – pagsalba o pagligtas.

***Alfredo Villaflor Jasul***

Si Alfredo Villaflor Jasul ay kabataang aktibista at organisador ng magsasaka. Naging kasapi siya ng Kabataang Makabayan noong estudyante pa siya sa FEU. Ito ang nagbukas sa kanya na makipamuhay sa mga magsasaka ng Tarlac. Naging pultaym organizer siya at tumulong sa pagtatayo ng mga organisasyong masa at paglulunsad ng mga kampanya laban sa pagsasamantala at pang-aapi sa mga magsasaka.

Noong huling kwarto ng 1971, bumalik siya sa Lucban, Quezon kung saan ipinagpatuloy ang pag-oorganisa sa mga kabataan at magsasaka. Tinulungan niya ang mga magsasaka na magtatag ng samahan subalit idineklara itong subersibo nang ipatupad ang Batas Militar. Dahil dito, itinuring ng mga militar na banta si Alfred kaya siya ay tiniktikan. Dahil rito, nabuo ang kanyang pasya na lumahok sa armadong pakikibaka. Noong 1973, nireyd ng PC ang isang bahay sa Tayabas kung saan pinatay si Alfred at lima pa kabilang si Eugene Gray.

***Michael "Bobong" Sumilang***

Kilalang konsehal ng Tayabas noong 1980 at lider ng oposisyon bilang Municipal Chairperson ng United Democratic Opposition (UNIDO), isang partido pulitikal noong panahon na iyon. Naging tanyag siya sa mamamayan ng Tayabas dahil sa pangunguna niya sa kampanya para pataasin ang antas ng kalakalan at sektor ng agrikultura sa naturang bayan. Naging tagapagtatag siya ng Concerned Citizens for Justice and Peace Quezon at boluntir ng Task Force Detainee.

Ilang araw bago mangyari ang snap elections noong 1986, inambus ang kanilang sasakyan at pinagbabaril si Bobong sa Barangay Tongko, hangganan ng Lucena at Tayabas. Pauwi na noon si Bobong mula sa katatapos lang na Unido conference kasama ang apat pang kapwa kampanyador ni Cory Aquino.

# NEVER AGAIN TO MARTIAL LAW!

***MASAKER***

Ipinakita ng panahon ng diktaduryang Marcos Sr. ang pinakamasahol, walang-pinipili at walang-awa na maramihang pagpatay. Hindi na mabilang ang naging kaso ng masaker sa mga komunidad ng maralita, Moro at mga magsasaka sa panahong ito sa iba't ibang dako ng bansa.

***Guinayangan Masaker***

Noong February 1, 1981, nagmartsa ang nasa 6,000 na magsasaka, kabataan at kababaihan mula sa iba't ibang bayan ng Quezon para ipanawagan ang lumalalang krisis sa ekonomya at agrikultura kasama ang pagbabalik ng Coco Levy Fund sa mga magniniyog at pagkundena sa matinding karahasan sa lalawigan. Ngunit nang malapit na sila sa plaza ng Guinayangan, niratrat ng 232nd Company ng Philippine Constabulary (PC) ang mga nagrarali kung saan dalawa ang patay habang hindi rin bababa sa 27 ang sugatan. Nasawi sa naganap na masaker si Juliana Hara at Eutiquio Inciso, kapwa mga magsasaka sa probinsya ng Quezon.

Ilan lamang sila sa mga naging biktima ng batas militar na hanggang sa kasalukuyan ay hindi nabibigyan ng katarungan. Saksi ang lalawigan ng Quezon sa mga krimen na sinuportahan ng pamilyang Marcos noong panahon ng Batas Militar.

Kahit sa kasalukuyan, walang pinag-iba at pinalala pa ang paglabag sa karapatang pantao sa tabing ng hindi deklaradong batas militar. Walang habas kung labagin ng mga berdugong sundalo sa bisa ng utos ng kanilang mga amo ang batas ng digma na nagreresulta sa pagyurak sa karapatang pantao. Dumoble at nilampasan ang bilang ng mga biktima ng extra-judicial killing sa panahon ng Rehimeng US-Duterte. Nagpapatuloy naman ang paglabag sa kakaupo pa lamang na Rehimeng US-Marcos Jr.

Sabi ng ilan, ang kasalanan ng ama ay hindi kasalanan ng anak, ngunit kung pinahihintulutan ng anak ang pagtatakip at pagsisinungaling sa kasalanan ng ama, siya ay sangkot at dapat na managot sa bayan.

Kaya't hindi kayang linlangin at paglakuan ng mga binuhol na mga kasinungalingan ang mamamayan. Muling babangon ang mamamayan ng probinsya ng Quezon at papanagutin ang pamilyang Marcos sa kanilang kasalanan limang dekada na ang nakalilipas. Nalilikha ng patuloy na pang-aapi at pagsasamantala ang mapagpasyang puwersa ng sambayanan. Ito ang lakas na magpapabagsak sa mga tiranong rehimen.

# BALIK-TANAW: Ang Batas Militar sa mata ng mga kabataan noon

*Sa panahong sistematikong binubura at binabago ng pamilyang Marcos ang kasaysayan para magsilbi sa kanilang nilubid na kasinungalingan at pagtatakip sa kasalanan, mahalaga at napapanahon na bigyang-buhay ang mga testimonya at karanasan ng mga pulang mandirigma at masang magsasaka na saksi sa madilim na yugto ng ating kasaysayan – ang Batas Militar.*

**AKO SI KA RUBEN**

Nag-aaral ako ng Grade 2 sa elementarya noong ibaba ni Marcos ang Batas Militar. Dahil sa kamusmusan pa ng isip, halos walang kamalay-malay sa mga pangyayari. Ang ginagawa ko lang ay pumasok sa eskwelahan para mag-aral o di kaya ay paminsan-minsan natulong sa aking pamilya sa aming sakahan o sa niyugan.

Ngunit tanda ko ang higpit ng panahon na iyon kahit ako'y bata pa. Ibinaba sa aming barangay ang curfew. Mula alas sais ng hapon hanggang alas sais ng umaga kinabukasan. Dapat nasa bahay ka kung hindi huhulihin ka. Sobrang higpit ng sundalo. Laging may checkpoint. Kapag wala kang sedula, lagot ka. Ang tatay ko nga, pinakain ng sundalo ng sarili nyang sedula.

Mura pa ang bigas noon. Inabot ko na tatlong piso ang isang salop. Mura, dahil wala pa man nga o mura din ang abono, pestisidyo at iba pang gamit sa produksyon. Di gaya ngayon na gastos pa lang sa mga gamit sa produksyon lugi ka na. Kapag nakipagtabasan ka, otso pesos kada oras. Kaya kapag nakasampung oras ka, may otsenta pesos ka. Noon, ang isandaan mo ay katumbas ng isang libo ngayon.

Pero, hindi yun ginintuang panahon. Dahil kung ginto yun, hindi sana ibinaba ang Martial Law.

Noong 1982 naorganisa ako ng mga kasama. Nauna sa aking maorganisa ang sunod kong kapatid na babae at una ding nag-NPA. Naging mainit ang pagtanggap ng masa noon sa mga kasama dahil na din masigla ang gawaing produksyon ng NPA. Ekta-ektarya naman din kung tumulong ang mga kasama sa pag-ani. Malakas ang gawaing masa at gawaing militar ng mga kasama.

Nabago ng mga kasama ang partehan sa isang hacienda sa baryo namin. Mula tersyo nabaligtad ito pabor sa mga magsasaka. Sa baryong ito, halos platun ang sumampa sa NPA. Noong 1987, ako naman ang nag-pultaym sa NPA.

**KARANASAN NI KA JANS**

Katorse anyos ako noong ibinaba ang Batas Militar. Hindi na ako nakatapos ng pag-aaral para makatulong sa aming taniman at sa pag-aaral ng iba ko pang mga kapatid. Pagtatanim ng palay, mais, kamote, saging, at bawang ang ikinabubuhay namin.

Nahirapan na ako makapagtapos ng pag-aaral dahil na rin sa kaguluhan. Patigil-tigil ang pasok sa paaralan dahil tatlong beses lang sa isang linggo kung magturo ang maestra dahil sa takot.

Ang mga tao sumesentro na sa bayan dahil ayaw din namang paahunin sa bundok ng mga sundalo sa paghihinalang tumutulong sila sa hukbo. Kapag nakasalubong ka ng sundalo, iimbestigahan ka. Kapag hindi nila nagustuhan ang sagot mo, maayos man o tama ito, bubugbugin ka.

Isang araw noong inutusan akong bumili sa bayan, nakasalubong ko ang sundalo. Tinanong nila ako kung "Nasaan ang mga burabud at samahan mo kami papunta doon".

Tumanggi ako dahil pupunta pa ako sa bayan. Bigla na lamang mayroong pumalo sa batok ko at nahimatay na ako. Pagkagising ko pinabayaan na lang nila ako sa daanan na walang malay. Ganyan ang kahayupan ng sundalo noon.

Sa sarili naman naming kaingin, mayroong pumuntang sundalo at tinanong kami, "Nasaan ang mga NPA?" Sabi namin "Wala kaming nakikitang NPA".

Hindi nagustuhan ng sundalo ang sagot namin. Pinagsasampal nila at ginapos sa loob ng bahay si Tatay. Pinadapa siya nang magdamag sa biladan ng mais sa gitna ng matinding sikat ng araw habang nakapiring. Wala kaming magawa dahil nakatutok sa amin ang mga baril nila. Mayroon pa silang itinusok na dalawang matulis na kahoy sa pagitan ng kili-kili at tagiliran ni Tatay. Ginawa itong batang ng sundalo habang pinagsisipa sa mukha si Tatay.

Parang inihaw na talong ang itsura niya noong pakawalan ng mga sundalo. Bali ang apat niyang tadyang. Dahil sa matinding trauma, halos isang buwan na hindi kumikibo si Tatay. Noong nagkaroon naman ng lakas ng loob si Tatay na ipa-brodkas sa radyo ang nangyari sa kanya, sinabihan siya ng Kapitan ng aming barangay na huwag na ituloy dahil kayang baluktutin ng sundalo ang tama at baka putulan pa siya ng dila ng mga ito.

Marami pang ibang sinaktan at sinalvage na tao sa aming lugar. Hinipuan ng mga nagrerekoridang Marines ang dalawang pinsan kong babaeng estudyante na nag-aaral sa Naga mula sa paa papunta sa pribadong parte ng katawan. Mayroon pang pagkakataon na pinasayaw ng hubo't hubad ang isang kabataan sa aming baryo. May dalawa ding nakikisaka lang sa aming kapitbahay ang natagpuang patay dahil daw hindi sila napaamin kung nasaan ang mga NPA. Kaya noon, wala kang lusot sa sundalo basta napaghinalaan ka.

Kaya noong panahon ng martial law, mas lalong kumapal ang bilang ng mga kasama. Napatunayan ko na dahil sa pagsasamantala at pang-aapi kaya mayroong NPA.

Kalupitan ang dinanas namin sa mga sundalo habang naging daluyan ang mga kasama para maglunsad ang mga kabataan ng bayanihan kung saan bawang, luya, mani at mais ang aming tinatanim.

Nagpasya akong mag-pultaym sa NPA noong taong 1981 lalo noong nakaranas ang tatay ko ng kalupitan ng sundalo. Noong panahon na iyon, anim pa sa mga kaklase ko ang nag-pultaym.

Kaya hindi totoo ang Golden Era dahil mas maraming naghirap at sinaktan. Hindi nakatulong sa mahihirap ang Martial Law. Ang nagaganap noon ay puro pagpatay, pananakit at pagtortyur, iyan ang totoo. Kasundaluhan lang naman ang sinuportahan ni Marcos Sr. at hindi ang mga mahihirap. Takot at kaba lang ang idinulot nito sa mga tao. Ang tinuro lang naman ng Martial Law ay kung paano lumaban sa kanila.

**Ito ay una sa serye ng testimonya ng Batas Militar na ilalabas ng Diklap. Abangan ang mga susunod pa!*

# ITAKWIL ANG MERSENARYONG TRADISYON NG AFP, HUMANAY AT MAKIISA SA INAAPI'T PINAGSASAMANTALAHANG MAMAMAYAN

Bukas na liham ng Melito Glor Command-NPA Southern Tagalog sa mga kawal ng AFP-PNP

***Sa mga kawal ng Armed Forces of the Philippines (AFP) at Philippine National Police (PNP), Walang dapat ipagdiwang sa ika-87 taong anibersaryo ng inyong pasistang institusyon na AFP. Ang kasaysayan ng inyong institusyon ay kasaysayan ng pagpapakatuta sa imperyalismo, paggiging bayaran sa pagtatangol ng interes ng mga lokal na naghaharing uring panginoong maylupa (PML) at malalaking burgesya komprador (MBK) at pangyuyurak sa karapatan ng mamamayang Pilipino. Sa buong pag-iral ng AFP-PNP, winaldas nito ang buhay at katalinuhan ng mga kabataang Pilipino na pumasok dito sa pamamagitan ng pasistang indoktrinasyon ng estado.***

Wala kayong maipagmamalaki dahil tigmak sa dugo ng ating mga ninuno at sambayanan ang inyong mga kamay. Kayo ang pangunahing nagpapatupad ng kontra-rebolusyonaryong gera na nagreresulta sa milyun-milyong kaso ng paglabag sa karapatang tao. Isang kabalintunaan ang motto ninyong "protecting the people, securing the state" dahil kayo mismo ang banta sa seguridad ng masang Pilipino. Ang tunay ninyong pinagsisilbihan at pinoproktektahan ay ang amo ninyong imperyalismong US, MBK, PML . Nasisikmura ninyong sumunod sa inyong commander-in-chief na pamilyang Marcos at Duterte na napatunayang siyang pinakamalaking mandarambong at mamamatay tao sa kasaysayan ng papet na republika ng Pilipinas. Pumayag kayong maging mga halimaw at hayok sa dugo sa ngalan ng kakarampot na sahod. Nasaan ang dangal sa pagiging mersenaryong tuta ng mga mananakop at mapagsamantala?




Grabeng kabulukan ang inabot ng inyong institusyon na pangita sa pang-aatake sa mga walang kalaban-laban at sibilyan, kabilang na ang mga bata. Sa Timog Katagalugan pa lamang, naitala ang apat na kaso ng pagpatay ng AFP sa mga sibilyan sa ilalim ng rehimeng Marcos II, kabilang ang kaso ng 9-taong batang babae na si Kyllene Casao sa Batangas at 14-taong batang lalaki sa Oriental Mindoro nito lamang Hulyo. Pinakamasaklap, hindi ninyo inamin ang inyong mga krimen at pinagtatakpan pa ito na lalong nagbubudbod ng asin sa sugat g mga kapamilya ng mga biktima. Hindi lubos maisip ng bayan kung paano ninyo naatim ito.

Ipokrito ninyong tinatatakang "terorismo" ang makatarungang digma ng mamamayan pero kayo itong nagwawasiwas ng brutal na kampanyang panunupil. Paano ninyo nasisikmurang manganyon, mambomba at mang-istraping sa mga komunidad ng sibilyan? Kinakaya ninyong gumastos ng napakamahal na pondong kinulimbat sa mamamayan at ginagamit nyo laban sa kanila sa halip na bigyan nyo sila ng ayuda?

Tuluyan na ba kayong nabulag kaya hindi na ninyo nakikita ang grabeng kahirapan ng mamamayan?.

Marahas ninyong sinusupil ang makatarungang pakikibaka ng mamamayan sa kabila nang marami sa inyo'y galing sa mga pinakadustang uri ng manggagawa at magsasaka. Hindi ba't ang kanilang ipinaglalabang tunay na reporma sa lupa, nakabubuhay na sahod at kabuhayan, magkaroon ng disenteng tirahan at pamumuhay ay ninais nyo ring makamtan? Buksan ninyo ang inyong mga mata at pakinggan ang hinaing ng masa. Lehitimo ang paglaban ng bayan para sa lupa, sahod, kaseguruhan sa trabaho, karapatan sa panirikan, pangangalaga sa kalikasan at pagtatanggol sa pambansang soberanya.

Kumikita nang napakalaki ang mga military industrial complex ng US at iba pang mga imperyalistang bansa sa mga makabagong kagamitang pandigma na binibili mula sa pondo ng bayan ngunit siyang ginagamit upang atakehin din ang mamamayang Pilipino. Nagpapakasiba ang inyong mga heneral sa pondo ng bayan habang nagdarahop ang karamihan, kabilang kayong mga karaniwang kawal, inyong mga pamilya't kamag-anak. Hinahangad ng inyong mga opisyal na makakopo ng malalaking pakinabang sa mga kasunduang militar, maramihang pasuko at huwad na mga proyektong pangkaunlaran para sa malalaking kikbak hindi para sa inyo kundi para busugin ang sarili nilang bulsa.

Dapat ninyong pag-aralan ang tunay na kasaysayan ng AFP para maunawaan ang mersenaryo ninyong tradisyon. Kalokohan ang itinuro sa inyong kasaysayan ng AFP. Hindi ito nakaugat sa rebolusyonaryong samahang binuo ni Andres Bonifacio na Kataas-taasan, Kagalang-galangang mga Katipunan ng mga Anak ng Bayan. Ang Katipunan ay isang rebolusyonaryong pwersa na lumaban sa mga dayuhang kapangyarihan at nagtanggol sa mamamayan laban sa pang-aapi, pagsasamantala at pandarahas noong kolonyalismong Spain hanggang sa pananalakay ng imperyalismong US. Isinulong ng Katipunan ang isang pambansa demokratikong rebolusyon para makamit ang kalayaan at demokrasya.



**Ipokrito ninyong tinatatakang "terorismo" ang makatarungang digma ng mamamayan pero kayo itong nagwawasiwas ng brutal na kampanyang panunupil. Paano ninyo nasisikmurang manganyon, mambomba at mang-istraping sa mga komunidad ng sibilyan?**

Sa kabilang banda, ang AFP-PNP ay nabuo sa balangkas ng digmang mapanakop ng imperyalismong US sa Pilipinas mula 1898 hanggang 1915 at matapos ang muling pananakop ng imperyalismong US sa Pilipinas matapos ang ikalawang digmaang pandaigdig. Sinubaybayan mismo ng US ang pagkakatatag nito matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig. Ginawa itong upahang armadong pwersa na magiging sunud-sunuran sa US. Kalakaran ito ng mga dayuhang mananakop na pagrerekluta ng Pilipino upang supilin ang paglaban ng kapwa Pilipino. Ang tunay ninyong ninuno ay ang Gwardya Sibil na itinayo ng kolonyalismong Espanyol; Philippine Scouts at USAFFE ng imperyalismong US; at ang Ganaps at papet na Konstabularyo ng pasistang Japan. Ang mga pwersang ito ang pinantapat sa mamamayan, mga Katipunero, kina Andres Bonifacio, Heneral Antonio Luna, Heneral Gregorio del Pilar, Macario Sakay, Hukbalahap at ngayon ay sa CPP-NPA-NDFP at sambayanang Pilipino na magiting na nakikibaka laban sa pananakop ng mga dayuhan kasabwat ang mga lokal na mga traydor at mapagsamantalang naghaharing uring MBK, PML at burukratang kapitalista upang makamit ng bayang Pilipinas ang tunay na kalayaan at demokrasya.

Pangita ang pagpapakatuta ng mga pinuno ng AFP sa pagdalaw ni US Vice President Kamala Harris upang patatagin ang kontrol sa bayan sa balangkas ng pagtitiyak sa solong hegemonya ng US sa Indo-Pasipiko. Kumakawag pa ang buntot ng matataas na heneral ng AFP at commander-in-chief nito na si Ferdinand Marcos Jr. na handang tanggapin ang malaking pondo ng US sa kapinsalaan ng mamamayang Pilipino. Dahil dito, hindi malayong maipit ang Pilipinas at malagay sa panganib ang buhay ng mamamayan sa gitna ng matinding girian ng dalawang nagriribalang imperyalistang US at China. Higit sa lahat, kayong mga kawal ay malamang na magiging pambala sa kanyon sakaling pumutok ang gera, kagaya ng ginawa ng US sa mga gerang agresyon nito sa Vietnam, Korea, Iraq, Afghanistan at iba pa na ang pinakahuli ay ang nagaganap na gyerang US/Ukraine vs. Russia.

Ngayon ang panahon para gisingin ang tunay ninyong diwang makabayan. Hangga't nasa teroristang institusyong AFP, hindi kayo makakapaglingkod sa bayan bagkus kayo ang kanilang kinatatakutan at kinamumuhian bilang mga berdugo at taksil sa bayan. Hinahamon kayo ng Melito Glor Command-NPA Southern Tagalog na itakwil ang AFP, ang papet, mersenaryong tradisyon at pasistang indoktrinasyon nito. Hinihikayat namin kayong lisanin ang pasista-terorista ninyong institusyon at piliing tunay na maglingkod sa sambayanan. Makiisa sa hinaing ng bayan at makibaka para sa tunay na kalayaan at demokrasya.

Tularan ninyo ang mga naliwanagan at namulat na sundalo ng AFP na sina Gen. Jarque at Lt. Crispin Tagamolila na tinalikuran ang AFP, nagpanibagong-hubog at sumapi sa NPA. Mahigpit silang nagpuna at humingi ng kapatawaran sa kanilang pagkakasangkot sa mga krimen ng pasistang AFP habang nasa serbisyo. Buong puso silang tinanggap ng NPA at niyakap ng mamamayan.

Hinihikayat din naming kayong pumaloob at paramihin pa ang lihim na selulang Lt. Crispin Tagamolila Movement (LCTM) sa loob ng AFP-PNP. Dapat pangunahan ng LCTM ang pag-aaral sa Lipunan at Rebolusyong Pilipino at ang pakikiisa sa pakikibaka ng sambayanang Pilipino, maging ng mga karaniwang sundalo para sa kanilang mga demokratikong karapatan.

Hinahangad naming pumanig kayo sa mamamayan at maging bahagi ng paghahawan ng landas tungo sa isang tunay na masagana, mapayapa, demokratiko at makatarungang lipunan. Hindi pa huli ang lahat.

*Para sa tunay na paglilingkod sa bayan,*

***Armando Cienfuego***
Tagapagsalita,
Melito Glor Command-NPA Southern Tagalog

**Si BGen. Raymundo Jarque ay namulat sa kaharasan ng mabangis na kontra-rebolusyonaryong Oplan Thunderbolt laban sa mamamayan ng Negros.Hindi niya naatim ang pasismo at kabuktutan ng AFP kaya tinalikuran niya ito kasama ang ilang tauhan at pumanig sa rebolusyon. Nagsilbi siyang konsultant ng NDFP hanggang mamatay.*

**Si Lt. Crispin Tagamolila ay tumalikod sa AFP, sumapi sa NPA at naging martir ng rebolusyonarynong pakikibaka laban sa diktadurang US-Marcos I. Pinarangalan siya at isinunod sa kanya ang pangalan ng rebolusyonaryong organisasyong masa ng mga makabayang sundalo at pulis.*

## KOMIKS

# ANG PANGARAP NIYO AY PANGARAP KO RIN




## Tula ni Ka Joma

### *Ang Gerilya ay Tulad ng Makata*

Salin ni Kris Montañez

Ang gerilya'y tulad ng makata
Matalas sa bulong ng mga dahon
Sa pagkabali ng mga sanga
Sa mumunting alon ng ilog
Sa amoy ng apoy
At sa abo ng paglisan
Ang gerilya'y tulad ng makata
Nakasanib sa mga puno
Mga halaman at bato
Di maaninag pero malinaw
May kaalaman sa batas ng paggalaw
At bihasa sa laksang paglalarawan
Ang gerilya'y tulad ng makata
Katugma ng kalikasan
Mga pinong ritmo ng luntian
Ng nakatimong katahimikan
Namamalas na kawalang-muwang
Ng aserong nababagting nang may lantik
Sumisilo sa kaaway.
Ang gerilya'y tulad ng makata
Gumagalaw kasama ng luntia't
Kulay lupang kawan
Sa palumpong umaapoy
Na pulang bulaklak
Na nagkokorona't nagpapaalab sa lahat
Nagsasama-sama sa isang daluyong
Nagmamartsa sa wakas laban sa kuta
Walang hanggang kilusan ang lakas
Masdan ang matagalang tema
Ang epikong bayan, ang digmang bayan

Tula ito ni Prof. Jose Maria Sison na orihinal na nakasulat sa ingles, *The Guerilla is Like a Poet*. Naisulat ito noong 1968 at kabilang sa aklat na Prison and Beyond.

Ang *The Guerilla is Like a Poet* ay ang pamagat rin ng pelikulang talambuhay ni Ka Joma.

Ang salin sa Filipino ay nilapatan ng himig at musika ng Armas-TK na matatagpuan sa album na Alab ng Digmang Bayan II.

# Ika-50 taon ng Batas Militar, ginunita ng AMC-NPA

**Noong buwan ng Setyembre, idinaos ng Apolonio Mendoza Command-New People's Army (AMC-NPA) ang serye ng mga aktibidad para alalahanin ang ika-50 taong deklarasyon ng Batas Militar sa bansa.**

Sa temang "Gunitain ang Epikong Paglaban ng Mamamayan sa Batas Militar", naghanda ang mga pulang mandirigma ng mga pag-aaral, kulturang pagtatanghal, likhang-sining, film showing, at kapehan na nagtatalakay, nagdidiin at nagbabalik-tanaw sa mga aral ng Martial Law.

Tampok dito ang pag-aaral ng mga kabataang mandirigma sa nilalaman ng librong "Paglaban sa Batas Militar sa mga pahina ng Ang Bayan" at pagbabahagi ng karanasan ng mga kasamang naging saksi noong panahon ng diktaduryang Marcos. Sinuplementaryuhan ang mga pag-aaral ng panunuod ng mga sine at dokumentaryo na nagpapakita sa madilim na pangyayari ng Batas Militar tulad ng Dekada '70, Barber's Tale, at dokumentaryo ng Batas Militar.

Pinag-aralan din ng Pulang Bandila ang mga popular na rebolusyonaryong awitin tulad ng Ang Bagong Hukbong Bayan, Ang Masa Medley, Awit ng Mendiola at iba pang mga kanta na sumikat noong Sigwa ng Unang Kwarto o First Quarter Storm.

Bumuo at naglabas ng maiksing bidyo ang AMC-NPA tungkol sa ika-50 taong deklarasyon ng Batas Militar na nagpapasubali sa pambabaluktot na ginagawa ng mga Marcos sa tunay na nangyari noong panahon ng diktadurya.

At sa huli, para maibahagi ang mga natutunan at maisuma ang isang buwang singkad na paggunita sa Batas Militar, idinaos ng mga kasama ang Kapehan sa mismong araw ng Setyembre 21.

Nagbigay-pugay si Ka Cleo del Mundo, tagapagsalita ng AMC-NPA, sa mga martir ng Batas militar partikular sa probinsya ng Quezon na naging sentro din ng karahasan at pasismo ng estado sa panahong iyon at nagpapatuloy hanggang sa kasalukuyan. Dagdag pa, hinamon ni Ka Cleo ang mga dumalo na matatag na harapin ang lumalalang krisis sa ekonomya at pulitika sa bansa at palaging itanim sa kaibuturan ng isip ang maningning na kasaysayan ng paglaban ng sambayanang Pilipino.

"Sa harap ng lumalalang krisis sa ekonomya at pulitika sa bansa, kuhanan natin ng aral ang dakilang paglaban ng mamamayan, limang dekada na ang nakakaraan. Gawin nating isang paaralan ang mga lansangan, pabrika, komunidad at kanayunan para ilantad ang kabulukan ng mga Marcos at Batas Militar."

"At sa pagkakatuto ng mamamayan, maniningil sila nang mahal para pagbayarin ang mga Marcos sa kanilang kasalanan."

## Alam n'yo ga?




Na si Kasamang Jose Maria Sison ay ipinanganak noong Pebrero 8, 1939 sa Cabugao, Ilocos Sur. Kilala rin siya sa kanyang ngalan-sa-pakikibaka na Amado Guerrero.

Siya ang sumulat ng Lipunan at Rebolusyong Pilipino, Partikular na Katangian ng Digmang Bayan, Mahigpit Nating Tungkulin at iba pang sulating naging gabay ng rebolusyong Pilipino. Hindi matatawaran ang naging ambag ni Ka Joma sa paglalapat ng teorya ng Marxismo-Leninismo-Maoismo sa rebolusyong Pilipino na pinamumunuan ngayon ng Partido Komunista Pilipinas sa ika-54 na taon nito.

'Ika ni Ka Joma sa kanyang pinakahuling pahayag -- **Hindi magagapi ang demokratikong rebolusyon ng sambayanang Pilipino!**

#CPP54

Partido Komunista ng Pilipinas



